Hi! First and foremost, I know some of you have read it already either in candymag or here in wattpad. Yes, this is my work and I'm the one who wrote this. If you want proof, go ahead and check the one who posted this first. Her account's yeahshutup<-- ako rin po yun. And about -babes- of candymag, yeah ako din yun<--- dinelete ko na ang post ng that girl season1 and 2 dun para mapost ko dito. Sarreh, andami kong account. Madali kasi ako magsawa sa isang acc at may mga nangaaway din kasi sakin kaya dun sa mga nangaaway or haters ko na makakakilala sakin dito pagkabasa nito, wag nyo na lang ako pansinin please? Ayaw ko na ng gulo. WHITE FLAG.

xxx-xxx

# That GIRL

by haveyouseenthisgirl (former -babes- of candymag)

PROLOGUE

To love is something I was afraid to do...

"Boyfriend na kita whether you like it or you like it!"

huh? no option naman eh! tsaka SINO ba tong babaeng to? may sira na ba sa utak to?

"Nahihibang ka na ba? Maiwan na nga kita."

Aalis na sana ako nang tumuntong sya sa railings...

"Tatalon ako dito pag hindi ka nag-agree!"

Hindi ko sya pinansin at tumalikod na ako.

"Sige na. For 30days lang naman eh."

Hindi ko ulit sya pinansin.

"haay... bye bye na lang..."

Napalingon ako sa kanya at... :0

Takte! malalaglag na sya! tumakbo agad ako upang maabot sya at nahawakan ko naman agad sya.

"Tanga ka ba?! bakit ka tumalon?"

"Kasi alam kong hindi mo ako hahayaang mahulog."

...but there's something different about you...

"So tayo na ah?"

"Whatever."

"Yehey! whatever means OO!"

...You made me do something i swore not to do...

You made me FALL INLOVE WITH YOU.

"Life is not about searching for things that could be found... It's about telling the unexpected happen and finding things you never searched for..."

--1--

1 year ago, I had the greatest dream that lasted for 30 days...

Those 30 days were the most treasured part of my life because I spent it with 'that Girl".

That Girl... up until now her name is a mystery to me...

"Whose the !@#$, Aaron?!"

"Hey! I am not the !@#$ here, you are!!"

"F*ck You!" at yun nagpatayan na sila at ako ay umalis na at nagdiretso na lang sa rooftop--- ang pinaka-peaceful na parte ng school. Kung tatanungin nyo kung sino yung mga kanina eh mga girlfriends ko iyon, nagkahulihan kaya ayun nagpapatayan at hindi man lang napansing umalis na ako.

Binuksan ko na yung pinto ng rooftop at pumasok na ako sa rooftop at nag-inat, "ahh!"

"ARAYYYYYY!!!!!!" huh?

"Ay may tae pala dito!" naapakan ko ata yung kamay nung babae eh kaya um-aray.

Tumayo yung babae, "Anong tae?! Tao ako at hindi tae! Tsaka bakit ka ba nang-aapak ng kamay?!!!"

"Aba malay kong may kamay na pakalat-kalat."

"Mag-sorry ka!"

"Ayoko nga!"

"Parang magso-sorry lang eh!"

"In your face."

"A-ahh! A-ano ba!" bigla nya akong inipit sa leeg gamit ng braso nya.

"Isa! Mag-sorry ka!"

"Ayaw! Bitiw nga!" hinawakan ko yung braso nyang nakaipit sa leeg ko at pinipilit tanggalin.

"Dalwa!"

"Tatlo! Oo, maalam akong magbilang so would you please let go off me!"

"Nope! Mag-sorry ka muna!"

"Shut up !" then I took her hands off me at itinapon ko sya palayo causing her to slump on the floor.

"Ouch! Nakakadalawa ka ng kasalanan sa akin ah!"

"So?"

"Dapat kang bigyan ng parusa dahil ayaw mong mag-sorry and as a punishment, you have to be my boyfriend for 30 days."

" Are you serious? Kasi kung joke 'to, tell me kung tatawa na ako ah?"

" I'm serious! Boyfriend na kita whether you like it or you like it!"

Huh? No option naman eh tsaka kanina pa ako nagtataka... Who the hell is this crazy girl? As a renown chickboy ng campus, I know all the beautiful girls in this campus and I have to admit that this crazy girl is beautiful but why isn't she familiar to me? Naka-school uniform naman sya so student sya dito... Transferee? If so, wala rin namang makakaligtas na magagandang transferee sa chickboy na ito eh.

"Nahihibang ka na ba? Maiwan na kita." Ang tangi kong nasabi kasi napansin ko sa wristwatch ko na 1pm na eh naalala ko na pinapupunta pala ako ni sir sa faculty at one.

Pero nung aalis na ako eh napansin kong lumapit sya sa railings. Una, umupo sya doon tapos eh biglang tumayo sya sa may railings. Konting mali nya lang eh malalaglag sya mula 4th floor.

"Tatalon ako dito pag hindi ka nag-agree."

What?! This girl must be REALLY crazy. Hmm... Pero siguro, isa lang 'to sa mga babaeng baliw na baliw sa akin at baka binablackmail nya ako.. as if naman tatalon sya don, so inignore ko na lang sya at tumalikod na ako....

"Sige na, for 30 days lang naman eh."

Hindi ko ulit pinansin. What's with 30? Ah ewan! Why am I even bothering!

"Haay... bye bye." I don't know pero I felt goosebumps when she said those "bye byes" kaya napalingon ako....

Takte! Malalaglag na sya! Tumakbo agad ako upang maabot sya at nahawakan ko naman agad sya.

"Tang@ ka ba? Bakit ka tumalon?!" Kinabahan ako sa kanya eh.

"Kasi alam kong hindi mo ako hahayaang mahulog..." she smiled at... sh1t! Ang ganda nya! Kung hindi lang talaga takas sa mental to eh shinota ko na to.

"so tayo na ah?" she was still smiling.

"Whatever!" Bakit yun lang nasabi ko? Ah ewan!

"Yehey! Whatever means oo!"

"Huh? Kelan pa naging oo ang whatever?"

"Ngayon lng"

"Whatever"

"Yan oh, um-oo ka nanaman"

"Shut up."

"I would but after we settle things."

"huh?"

"'Bout sa boyfriend for 30 days thingy, um-oo ka na kaya hindi ka na pedeng tumanggi! Ipapakulong kita pag umayaw ka!" nyek?! Is that even possible pero ok fine , I'll agree with her, aba maganda din naman sya eh and I could always two time her whenever I want.

"Sure. Pero later na lang natin pag-usapan, pupunta pa kasi ako sa faculty."

"Okie. After class."

"Whatever." At lumabas na ako ng rooftop.

After ko sa faculty eh bumalik na ako sa klase ko.

"Huy labs!" that's mark, my bestbud.

"Labs mo your face" I know kaya ganun tawag nun sa akin, hindi sya bakla sira-ulo lang. Malamang alam nya nanaman may mga babaeng nagpatayan nanaman dahil sa akin kaya nang-aasar na sya.

"Chillax men, porke't back to zero ka nanaman sa girlfriends eh mainit na agad ulo mo" Yah, sigurado, makikipag-break na yung mga yun. Aba, sino ba namang t@ng@ ang hindi makikipagbreak pag nalaman nilang hindi lang sila ang "only one"

"Oo na back to ze-wait hindi pala!"

"Huh? You mean, may bago na agad."

"Yeah." The girl from the rooftop.

"Sino?"

"Si..."

teka... ano ba pangalan nun? Takte! Girlfriend ko eh hindi ko natanong ang pangalan.

"ewan ko name"

"Adik! Wag mo nga akong pinagloloko, tanggapin mo ng single ka ngayon!"

"Sira! Totoo, may gf na agad ako, hindi ko lang alam name."

"Weh naman..."

"Oo nga sabi, na-meet ko sya kanina sa rooftop..." and the details follow.

"Woah! Maganda? Maganda?"

"Oo...Maputi...mahaba buhok..."

"Kasing ganda ni Chona?"--school captain n g mga cheerleaders, may ex,ex,ex,ex, maraming "ex" kasi madaming beses nagiging kame tapos break. Ewan trip lang?

"Hmm... Mas maganda yung girl sa rooftop..." and I am telling the truth.

"Woah! Eh bakit hindi mo alam ang name?!"

"Eh pre, hindi sya familiar eh, may new transfer ba tayo as of this day?"

"Wala eh... ah pare!"

"ano?"

"Baka..."

"Baka?"

"Kalabaw..."

"Ano?!!"

"Joke... seriously, hindi kaya..." punyemas. Nambibitin naman tong si Mark eh.

"Ano ba?"

"Hindi kaya yung girl nayon eh...

yung sinasabing white lady sa school?!"

*Pakk!*

"Aray naman."

"Sira ulo! Ito piso!"

"Anung gagawin ko dito?"

"Maghanap ka ng kausap mo!"

"Sya, penge pang 29 pesos."

"Huh?"???

"Aba, sabi mo maghanap ng kausap, magpapaload akong 30 eh piso binigay mo kulang pa ng 29. Mag-uunli ako para may makausap."

*PAK!*

Sinapak ko ulit sya.

"Irereport na kita sa mental!"

"Geh ba . Basta tulungan mo akong tumakas pag andun na ako ah?"

"G@gu!" Sira-ulo talaga.

---=---=---=---=---=---=---=---=---=---=---=---=

Natapos ang klase namen...

"Hoy Aaron! Sino yung magandang chickababes sa labas?" aba'y malay ko, hindi pa ako nalabas ee.

"Huh?"

"Meron kasing magandang babae dun sa labas ng room natin na nakasandal sa pader, may inaantay ata..."

"Magandang maganda?"

"Oo na oo!"

"Sh1T pare! Tara, liligawan ko!" lalabas na ako nang pigilin ako ni Mark, "Tabi dyan."

"Hep! Ako ang nauna nakakita so she's mine."

"Dugas mo naman eh." pinaubaya ko na lang kay Mark, isa rin kasing chickboy yan eh at fair kaming parehas when it comes to sharing girls.

"hehe. Ayus lang yan pre, may gf ka na naman." sabay akbay nya sa akin.

"Yah. Yah. Whatever." gf na baliw na hindi ko alam ang pangalan.

Lumabas na kami ng room at nkita ko yung babaeng sinasabi ni mark, nakatungo at natatakpan ng buhok nya yung babae eh...

Lumapit si mark, "Hi miss!"

Lumingon yung girl at...

Tae! GF ko yan eh!

"Hello din."

"Can I get your number miss?" lumapit ako sa kanila.

"Ehem mark, gf ko sya." at parehas silang napalingon sa akin.

Si Mark---> O__O

Si "gf"---> ^_____^v

"Aaron!" alam nya name ko? Sabagay... sino ba naman hindi makakakilala sa gwapong 'to.

"Ah... kayo?"

"Yep, he's my boyfriend from now on, right aaron?" at lumapit sya sa akin at kumapit sa braso ko. Tss! Masyadong aggressive naman tong babaeng to!

---=---=---=---=---=---=---=---=---=---=

Iniwan na namin si mark at andito kami ngayon sa labas ng school...

"Tara!"

"Huh? Saan?"

"duh, diba boyfriend kita? And as my boyfriend kelangan eh araw-araw mo akong ihahatid sa amin!"

"Ginawa mo akong driver ganon?"

"Nah, not really kasi ayoko ihatid mo ako through car, gusto ko eh maglakad tayo , tara na!" bigla syang umakbay sa akin at hinila ako sa paglalakad.

"A-ano b-ba." ambigat kasi nya eh, maganda nga 'to pero para namang tomboy eh kasi girlfriend tapos nakaakbay?! Tss!

"What do you expect? Makipag holding hands ako sa iyo? Yah, as in yucks!" huh? Bakit parang diri sya sa akin eh sya tong nang-ha-harass sa akin para maging bf ako.

"Huh?"

"Aaron dear, it's not because I asked you to become my boyfriend already means that I like you."

Ahh... yun pala naman ee....

English yun ee. Nosebleed fever na 'to!!!!!!!!!!!    /(OoO)\

--2-

"Aaron dear, it's not because I asked you to become my boyfriend already means that I like you."

Aggh! Kakasura ahh! That sentence kept on bugging me! Ano ba kasi ibig nyang sabihin dun?! Pa-english English pa kasi lalo tuloy lumabo para saken!

She asked/forced me to be her boy and yet she said that she DOESN'T like me? Ano daw yun?! Tsaka nasagi ata dun ang EGO ko ah... sanay ako na kinababaliwan ako ng mga babae especially beautiful ones pero yun... yung babaeng yun, girlfriend ko pa man din, walang gusto sa akin?! It's not like that I have feelings for her or something pero nagtataka lang talaga ako dun sa babaeng yun... SINO ba yun? Tsaka ano bang binabalak nya?

"Hoy aaron!"

h-ha? Bakit?

Nasapo nya ang kanyang noo, "Jusmiyo fulgoso!"

*PAKK!*

"Sira-ulo! fulgoso ka dyan, ihagis kita sa kanal eh!"

"Chillax men, kanina ko pa kasing napapansing spaced out ka."

"Weh. Pano mo naman nasabi?

"pano? Hindi mo baa lam na sampung beses na tayo naikot ng 3rdfloor? "

"Waa? Hindi nga?"

"Aba'y oo. 'tamo to, spaced out talaga. Tumalon ka na nga lang sa building ng matauhan ka. Tara na ngang pumasok ng classroom, napapagod na ako kakaikot eh."

==0==0==0==0==0==0==

"And that ends our discussion, bye class." At lumabas na ng room si Lola basyang este teacher namen sa physics.

Umub-ob muna ako sa desk ko, kakaantok kasi yung teacher namen.

Maya-maya...

"AARON!"

"punyemas, may natutulog eh!" iniangat ko ulo ko para makita kung sino ang sumigaw ng kapaglakas at...

Nakita ko si... hindi-ko-alam-ang-name-na-gf-ko sa tabi ko, nakatayo at nakapameywang.

Anong ginagawa nito dito?

"Tara!"

"Hu-" hindi na ako nakapagsalita pa ng bigla nyang hinigit yung kamay ko at sabay takbo palabas.

"H-hoy! Saan mo ako dadalhin?!" sabi ko habang kinakaladkad nya ako sa kung saan.

"magcu-cutting tayo."

"ano?! Cutting? Hoy! Wag mo nga akong idamay sa kalokohan mo!" oo nga't chickboy ako pero nasa honor roll naman ako noh at ayoko matanggal!

"SA batas ko, ang kalokohan ko eh kalokohan mo na din ngayon!"

"at kelan ka pa naging law maker?"

Nakalabas na kami ng building, "oh ano ngayon? Babalik na nga ako sa room, hindi din naman tayo makakatakas dyan sa mga guards eh." at naglakad na ako pabalik pero hinigit nya agad ang kamay ko at hinila ako papunta sa gate.

"Ano ba! Hindi nga tayo sabi makakatakas sa mga guards!"

"shut up!"

"Hep. Hep. Kayong dalwa, class hours pa ah, anong ginagawa nyo dito?"

"Babali-" hindi ko na natapos yung sasabihin ko ng umimik yung babaeng 'to.

"aiy manong guard! Dalian nyo po! Nalulunod po sa pool yung teacher namen sa gym! Daliii! Daliii puntahan nyo na po!" tinutulak nya yung guard at mukha namang natataranta yung guard sa kanya.

"ano ba manong guard! Dalian nyo baka mamatay yun!"

"a-ah! Oo! Oo!" at tumakbo na yung guard.

"Bilis!" bigla nya nanaman akong hinila palabas ng school.

"may pool ba tayo sa school?"

"Wala nga eh, tungeks din yung guard natin noh?"

"pag ako talaga eh naprincipal!" may pagbabanta sa tono ko.

"sus! Minsan ka lang magiging estudyante so bakit hindi mo pa gawin ang mga hindi mo pa nasusubukan!"

"tss! Whatever."

"Yan, um-oo ka na ah!" talagang 'whatever' na ang 'oo' sa vocabulary nya aa.

"oo na nga, saan ba tayo magcu-cutting?"

"Dun tayo sa time zone!"

==0==0==0==0==0==0==0==

Timezone...

"Dyan tayo sa may left for dead!" at hinila nya ako papunta sa isang laruan na may malaking screen at may mga baril. Para syang batang excited na excited. Kinuha nya yung isang baril, "uy ano ba! Kunin mo na yung isang baril at i-slide mo na yung card!"

"huh? Pati ako?"

"oo!alangang ako lang!"

"ayoko, kaw na lang."

Bigla nyang itinapat yung hawak nyang baril barilan sa akin, "patay ka sa akin pag hindi ka naglaro!"

"fine!" kinuha ko na yung isa pang baril at ini-islide na yung card para matigil na ang pagtatalo, alam ko din namang hindi ako mananalo sa babaeng to pag nakipag-argumento pa ako.

Nagsimula na yung game, may mga lumalabas ng zombies, ang ingay maglaro nitong babaeng to!

"tae! Yung zombie, ayan na, barilin mo na, dali! Dali! Dalii!!!"

"oo na! mababasag eardrums ko sa iyo eh!"

"anak ng-"

"hoy! Mabasag ang screen!" aba'y pinupukpok na yung baril sa may screen.

"eh andami nila eh!"

"oo, andami nga nila kaya pag nabasag mo yang screen eh andami din nating babayaran!"

"hmp!" at nagpatuloy sya sa paglalaro.

Nung matapos na sa left for dead eh dun naman sa may basketballan.

Share kami sa basketballan... at dun ko narealize na hindi dapat kami nagshare kasi nung kukuha na ako ng bola eh nagkasabay kami ng kuha at imbis na yung bola ang makuha ko eh nahawakan ko yung kamay nya... pero agad din nyang inalis at ishi-noot ang bola, parang wala lang sa kanya pero bakit ako... bakit parang nag-stop yung mundo nung magdaop yung palad namin?

After nun eh pinanood ko na lang sya maglaro ng pagsho-shoot, natatakot kasi akong mahawakan sya ulit, ayoko ng feeling na yun...

Naramdaman ko na kasi dati yun... sa aking first love... natatakot ako... tss! Ano ba aaron, wala lang yun! Wala!

Pagkatapos nun eh naglaro sya kung saan at ako eh tumatanggi na lang pero minsan eh iniipit nya yung braso nya sa leeg ko pag pinipilit nya akong sumali.

Ang last game namin eh dun sa may 'catcher', yung machine na nakuha ng stufftoy.

"ayan, ayan, kunin mo para sa akin yun!" tinuturo nya yung baboy na stufftoy.

"anla, hindi ako magaling dyan."

"try mo lang!"

"hindi ko makukuha yan kasi nga hindi naman ako magaling dyan!"

"amp. You don't need to be an expert to get what you want, if you have the will, whether you're a newbie or an expert, you'll get it." naka-cross na yung arms nya sa may chest nya at nakanguso na sya.

"fine. Fine. Kukunin na." at nagslide na ako ng card at sinimulan ng kunin ang stufftoy.

Una.

Sablay.

"isa pa!"

Sablay ulit.

"isa pa! isa pa!"

Sablay ulit.

"try mo pa ulit!"

Sablay nanaman.

"ano ba! Isa pa nga, malapit na eh!"

Again... sablay.

"ano ba naman! Ang bulok mo naman eh!"

"eh sa hindi nga ako magaling dun eh! Tara na nga!" this time ako naman ang kumaladkad sa kanya at habang kinakaladkad ko sya eh reklamo sya ng reklamo tungkol dun sa stufftoy na baboy.

"ah ewan ko sa'yo!" tapos binitawan ko na sya at nagwalk-out na ako.

"Wait!" lumingon ako sa kanya.

"ano?!!"

"bawal ka pang umalis!"

"at bakit?!"

"Aba! Ililibre mo pa ako sa starbucks!" at hinila nanaman nya ako.

==0==0==0==0==0==

Sa starbucks...

Pagkatapos umorder eh kumuha sya ng notebook sa bag nya at ballpen, pumilas sya sa notebook nya...

"ano yan?"

"eto?" tinaas nya yung papel, "edi papel, common sense."

"sira! Alam kong papel yan!"

"alam mo pala eh, tinatanong mo pa."

Inihilamos ko yung kamay ko sa mukha ko, "haay naku." ang itatanong ko sana eh kung anong susulatin nya pero wag na, kumain na lang ako, nagutom din kasin ako sa timezone eh.

Maya-maya...

"teka... ano ba pangalan mo?" atlast! Naalala ko din itanong sa kanya.

"secret." sabi nya na hindi man lang ini-angat ang ulo at patuloy pa rin sa pagsusulat.

"secret?! Ano ba, girlfriend kita tapos hindi ko alam pangalan mo."

"bakit? Importante bang malaman ang pangalan?"

"oo naman."

"give me one reason why? At pag nabigyan mo ako ng napakagandang rason eh sasabihin ko sa'yo pangalan ko."

"uh... kasi pano mo masasabing kialala mo ang isang tao kung hindi mo alam pangalan nya?"

"pano mo naman masasabing kilala mo ang isang tao kung pangalan lang ang alam mo?"

Awts. Barado ako dun ah.

"so... wala kang magandang rason so wala rin akong magandang rason para sabihin sayo ang pangalan ko."

...

...

...

Maya-maya, nagtanong ulit ako...

"dib a sabi mo wala kang gusto sa akin so bakit mo ako hinarass na maging boyfriend mo?" napatigil sya sa pagsusulat at tumingin sa bintana waring pinagmamasdan ang mga taong nadaan.

Ang seryoso ng mukha nya parang ang lalim ng iniisip... akala ko nga hindi na sya sasagot pero after a minute eh bigla syang nagsalita...

"you know....

Naputol ako sa pagsasalita ng umimik ulit sya...

"Seriously, I don't have any idea why." tapos bigla syang tumayo at tumakbo palabas ng starbucks, sinundan ko sya kaso paglabas ko ng starbucks eh hindi ko na makita kung asan sya so... bumalik na lang ako sa loob ng starbucks at umupo...

Haay... anong nangyari dun?

Inubos ko muna yung inorder ko tapos tumayo na ako pero nung pagtayo ko eh may napansin akong papel sa floor so dinampot ko sya...

para sa aking boyfriend...

Unang-una... gusto ko kunin mo yung stufftoy na baboy! Ayoko ng bibilhin mo yun! Gusto ko makuha mo yun dun sa catcher! Patay ka sa akin pag hindi mo nakuha yun!!!!!!!!!!!

Pangalawa.... Gusto ko hinahatid sundo mo na ako lagi! Ipapalapa kita sa aso namin pag hindi mo ginawa yun!!!!!

Pangatlo... gusto ko pasayahin mo ako lagi, wag na wag mo akong paiiyakin kasi pag pinaiyak mo ako, susuntukin kita! Dapat ako lang ang only one mo!!!!!!!!!!!!!

Pang-apat... gusto ko maging proud ka sa akin na girlfriend mo ako! Dahil pag hindi kakatayin kita!!!!

Pang-lima... ako lang dapat ang girlfriend mo sa loob ng 30days kung gusto mo pang mabuhay!!!!!

Pang-anim... gusto ko i-paint mo ako~!!! Dun sa pader ha!!! Gusto ko yung malaki at maganda! Ingungudngod kita sa pader pag hindi mo ginawa yun!!!!!

Pang-pito... gusto ko kakantahan mo ako sa harap ng maraming tao, pag hindi mo ginawa yun, ipapakain ko sa iyo ang microphone!

Pang-walo... gusto ko ipagtatanggol mo ako sa masasamang loob! Kung hindi sasamain ka sa akin!!!

Pang-syam... itetext mo ako lagi! Eto number ko: 090********* kung wala kang load, pwes, magpaload ka lagi!!

Pang-sampo... pag may sakit ako gusto ko aalagaan mo ako kung ayaw mong mapatapon sa hospital!!!!

Pang-eleven... gusto ko dalhin mo ako sa pinakamagandang lugar!!!!! Pag hindi mo ako nadala sa pinakamagandang lugar, ihuhulog kita sa bangin!

Pang-twelve... bigyan mo ako ng tatlong red roses na hindi namamatay! Ayoko ng plastic!!

Pang-thirteen... gusto ko makapunta sa blackhole!!! Dalhin mo ako dun!!!!!!!!

Pang-fifteen... maha

Putol na eh? Hindi nya natapos... teka! Para sa akin to eh!! Andami dami! Gagawin ko lahat ng to?! At lahat ng ipinapagawa nya meron pang threat! Walandyek!

Ah ewan. Itinago ko na yung papel sa bulsa ko...

Naglakad na ako papuntang exit ng mall...

Unang-una... gusto ko kunin mo yung stufftoy na baboy! Ayoko ng bibilhin mo yun! Gusto ko makuha mo yun dun sa catcher! Patay ka sa akin pag hindi mo nakuha yun!!!!!!!!!!!

[3]

"tss! Para sa aking girlfriend... oo na... ayoko pang mamatay..."

[3]

"Hi aaron!"

"Hello!" at lalong nagpakyut yung mga babae, sino sila? malay ko! one of my fans siguro.

"Hoy! hoy! hoy!"

napatingin ako sa kanan ko at nakita ko si violet font(yan na ang tawag ko sa kanya ngayon. ) na papalapit sa amin. (Author's note: Kaya 'violet font kasi nung pinost ko sya sa candymag, violent ang color ng font ng lines ni 'that girl')

"Hoy mga mukhang pwet ng kabayo! anong rights nyo para lapitan ang Aaron ko!"

"Aaron mo?"

"Bakit? Girlfriend ka ba nya?"

"No girls... atchay lang siya!"

"HAHAHA."

"uh... so pede ng tumawa? Hoy mga anghel na nahulog sa langit na nauna bumagsak ang mukha, FYI, aaron is my boyfriend!"

"Tss! masyado ka namang possessive, as if ikaw lang ang babae ni aaron."

"oo nga, yan chickboy na yan,asang magstick to one sa'yo.."

"Nilloloko ko lang din nyan kaya kung ako sa iyo, hayaan mo na may makipaglandian sa kanya at wag mo ng masyadong seryosohin."

Awts. ganon ba kasama tingin nila sakin? Kahit chickboy ako, tao pa rin ako, nasasaktan pa din ako sa mga pinagsasabi nila.

"Siguro ako na kayo hindi sinerseryoso kasi mga mukha kayong tikbalang pero ako, alam ko seseryosohin ako ni Aaron! at ano ba ang karapatan nyo para husgahan si aaron?! sino ba kayo?! kala nyo ang lilinis nyong tao, mga mukha naman kayong imburnal!!" tapos bigla akong hinila ni violent font palayo.

"T-teka... san tayo pupunta?"

"kahit saan basta walang mga panget na nagpapa-init ng ulo ko!"

kahit papano... natuwa ako sa ginawa nya. she stood up for me, i cant believe that someone would still do that sa kabila ng kag@guhan ko.

Tumigil kami sa ilalim ng puno ng mangga, binitawan nya ako at sumalampak sya sa may damuhan sa ilalim ng puno. nasa schoolgrounds pa rin kami.

"Ampness naman yung mga pangets na yun!"

"Eh bakit kasi pinatulan mo pa." tumabi na din ako sa kanya.

"Eh papayag ba naman akong sinasabihan ng masama ang boyfriend ko!" napatingin ako sa kanya, diretso lang tingin nya, may bakas ng inis.

"Eh totoo naman sinasabi nila eh..."

bigla syang lumingon sa akin at kinuwelyuhan ako, "Anong sinasabi mo?! totoo yung sinabi nila?! so nililoko mo ako?! may iba kang gf?!"

"teka lang~! hindi yung ibig kong sabihin."

binitawan nya ako sa kwelyo ko, "So? ano ibig mong sabihin ha?"

"totoo yung sinasabi nila k--"

"ANO?!" hindi ko pa tapos yung sasabihin ko eh kinuwelyuhan nanaman nya ako.

"teka lang, patapusin mo muna ako pede?"

"Sige na nga." sabay bitaw nya at nag-pout.

"Ok... yun nga... pero ang ibig kong sabihin eh..oo, chickboy ako, totoo yun, pero ang hindi totoo eh yung nililoko kita. promise, ikaw lang.. nasa pang-lima sa list mo kaya yun.."

"Talaga?" ansaya-saya ng mukha nya.

"talagang talaga."

"yay!"

woah! bigla nya akong niyakap!

"Ako lang ang iyong only one?" tanong nya habang yakap pa din ako, para syang batang tuwang tuwang isasama sa jollibee.

"Of course, fifth on the list remember?"

bigla syang umagwat ng konti sa akin pero hindi pa rin nya kinakalas yung kamay nya na naka-lock sa may batok ko.

"EH?!!!"

"Hindi mo ba maalala? diba may ginawa kang list para sa akin?"

ganto yung reaction nya--> O___O

"aah!!! bakit nasa iyo yun!!!!" biglang yung kamay nya sa batok ko eh napunta sa leeg ko at sinasakal ako.

"a--ack!!" tinatanggal ko yung kamay nya sa leeg ko.

"bakit nasa iyo yun! hindi pa yun tapos! hindi ko pa naayos yun!!"

"o-bv...ious... nga... uck... w-wala s-syang... num...ber... f..our...t-teen... f-fif...teen... ka...gad...." i manage to say habang sakal nya ako.

"Eh?"

Lumuwag yung pagkakahawak nya sa leeg ko.

"oo. walang 14, eto oh..." nilabas ko yung list at ipinakita ko sa kanya.

nung makita nya....

"AHH!! WALANG 14! KASI IKAW! HINDI PA NGA AKO TAPOS EH KINUHA MO AGAD!"

"At ako pa ang sinisi tsaka, wala ka bang remote?"

"remote?"

"Pakihinaan kasi ng volume ng boses mo, andami nang nakatingin sa atin, scandalosa eh."

nilingon nya yung paligid at nung mapansin nyang madaming nakatingin eh kinuha nya yung algebra book nya at biglang pinukpok sakin, "Shemay! bakit hindi mo sinabi agad! kakahiya! pinagtitinginan tuloy tayo!"

"Aray! sinabi ko, aray, naman sa yo ah. tsaka, aray, kasalanan ko bang lagi kang high volume, aray!" sabi ko habang sinasangga ang mga palo ng libro nya sa akin sa pamamagitan ng braso ko.

"Amp!"haay, buti tumigil na rin sya sa pagpukpok, "Akin muna tong list, ie-edit ko pa to."

"Wag na, wag mo ng ibalik, hindi ko naman gagawin yan."

tumingin sya ng masama sa akin, "ah ganun?! gusto mong makita ang itsura ng hell kaagad?"

waaa... nakakatakot. >.<

*lunok*

"Wehe... joke lang, of c-course gagawin ko." bata pa ako, ayoko pang mamatay!!!

"Good! kain na tayo, nagugutom na ako." may kinuha sya sa bag nya...

2lunchbox?

"bakit dalwa? para sa akin ba yung isa?"

"huh? bakit naman kita bibigyan, akin to, bumili ka ng lunch mo kung gusto mo."

toinks!

"Kala ko naman akin."

"Kala mo lang yun, maraming namamatay sa maling akala."

"tss. sorry naman, kasi ang alam ko ang isang girlfriend eh dinadalhan ng lunch ang bf nya."

"Eh? ganun ba yun?"

"oo."tumayo na ako, "sige, bibili lang ako ng pagkain."

"oh-kay, bumalik ka dito, patay ka sa akin pag hindi ka bumalik!"

"opo." bakit ba laging may death threat noh? baka pinaglalamayan na ako bago pa umabot ng 30days.

pumunta na akong canteen...

pero nung nasa pila ako merong biglang umakbay sa akin, "yoh aaron!"

sina geoff pala. mga ka-team ko sa basketball.

"Yoh din! anong meron?"

"Wala naman. tara jamming tayo ngayon?"

"Eh hindi pa ako nakain."

"Dun na lang sa jamming place."

"Ngayon na ba?"

"oo."

"Eh may klase pa ah?"

"tungeks. kaka-announce lang kanina na half day ah! tara na!"

"sige na nga." at dumiretso na kami sa jamming place, nagkasiyahan kami, kumain, nakipagflirt at nag-inuman.

"Wooo! yemen!" may tama na ako.

"Woo yeah! pre, tignan mo yung chickas dun" sabay turo sa isang babae na nasa counter table, "kanina pa yang nakatingin sayo, type ka ata! dali! lapitan mo na pare, maganda yan!" sabay tulak sa akin.

lumapit ako dun sa babae, "hey babes!"

tumayo yung babae at nilikot yung kamay sa may kwelyo ko, "hey handsome"

"You like me?"i was flirting ...

"uh-huh." and obviously, she was flirting too.

"Then let's make up." and we kissed. she clung her arms on my neck while we kiss intimately...

"EXCUSE ME NGA! HARANG NG HARANG SA DAAN, DUN KAYO SA SABUNGAN, DUN KAYO MAGTUKAAN!!!!" may babaeng sumagi sa'men...

and when i looked who she was....

"MANONG! BEER NGA!"

that girl! patay!

"huh? why did you stop kissing?"

...

"hey! bakit natulala ka?"

"h-ha? ah eh... wala." medyo pinagpapawisan na ako...

"yoh!"

anak ng! biglang lumapit sa amin yung si violet font na may dalang beer na inorder...

"hi panget!" sabay akbay nya dun sa girl na kahalikan ko kanina, tumaas yung kilay nung babae...

ano ba 'to... pinagpapawisan ako ng malamig eh...

"and who the heck are you?!"

"ah... eh..." magsasalita sana ako pera walang gulong mangyari.

"hep! shut up! mamaya ka magsalita g@go ka!"

lumagok muna sya sa bote ng beer nya, "hoy babaeng mukhang ampalayang g.r.o, may pa-'who-the-heck' ka pa dyang nalalaman, para sabihin ko sa iyo, ako ang girlfriend ni Aaron at kung hahalik ka lang din sa boyfriend ko eh dapat yung ganto---"

0_0

WTF?!

bigla nya akong hinigit palapit gamit ng kanang kamay nya at hinalikan ako sa labi!!!!

Nabigla ako pero higit sa lahat naninibago ako kasi... iba 'tong halik na 'to sa lahat ng halik na natikman ko... it was like i was kissing for the first time again...

I closed my eyes while we kissed but after some seconds... I could feel it was going different so I opened my eyes again and I was surprised to see her eyes locked on mine, it was full of.... sadness?

She stopped kissing me at tinanggal nya yung pagkakahawak nya sa akin at humarap sa babae kanina na hanggang ngayon eh akbay-akbay pa din ni violet font...

"BURRRRRRRRRRRRRRPPPPPPPPPPPP!"

"yun ang dapat na paghalik! t@ngna nyo!"at bumitaw na sya dun sa babae at tumakbo na palabas ng bar.

Yung babae was in a state of shock at ako?

"oi! girlfriend ko!" and I ran out too trying to follow her...

pero pagkalabas ko ng bar eh wala na sya...

asan na yun?

I searched for her everywhere but she was nowhere to be found. asan na kaya yun? tss! baka kinidnap ng alien! tsk! wag naman po sana, hindi ako patatahimikin ng konsensya ko!

Tangeks aaron! anlakas na talaga ng tama mo, lasing na lasing ka na kung anu-ano na pinagsasabi mo!

oo nga, lasing na ako, kinakausap ko na sarili ko!

Inabot na ako ng dilim, nilibot ko na buong syudad pero hindi ko pa rin sya makita. asan na ba kasi yung babaeng yun!

naglalakad ako malapit sa isang hospital ng makita ko si violent font na pumasok dun, sinundan ko sya. nakita kong kausap nya yung isang nurse, pagkatapos nyang kausapin yung nurse eh tinawag ko siya.

"uy!" ang hirap ng hindi alam ang pangalan eh lahat tuloy nagsitinginan sa akin. sikat.

lumingon din sya sa akin pero nung makita ako eh sumama yung mukha nya at bigla nyang inilagay yung kamay nya sa ilalim ng mata nya at pinisil ito pababa at nagbehlat sya sabay takbooo...

hinabol ko sya, linchak! naghabulan ba naman sa hospital!

malapit ko na syang maabot... ng bigla syang pumasok sa elevator... konti na lang malapit na ako sa kanya at konti na lang din eh magsasara na yung elevator.... nooo!!!

"pwew!"

"hmp!" nakafold yung kamay nya sa chest nya at naka=pout sya.

"tama ba namang takbuhan ako?"

"bakit?! sinabi ko bang habulin mo ako?!"

Sasagot pa sana ako nang...

"relax lang, andito ako." nakayakap sya sa akin, bigla kasing nagbrown-out at nagstop yung elevator. Stuck kaming dalwa, madilim sa elevator kasi patay din yung ilaw...

"eh asan ka?! hindi kita makita!!!"

"a-ack!"

"A-asan ka?! anong 'ack'?! hindi kita makita!"

"a-andito... a-ako... h-hindi a-ako makahinga," sinubukan kong luwagan yung pagkakayakap nya, papatayin ata ako nito through suffocation eh!

"aiy sorry!"

"kay lang,,"

"ihh... natatakot ako hindi kita makita... andilim dilim."

"ang bayo-bayolente at ang siga mo tapos sa dilim ka lang pala takot.."

"ano?!"

"ah wala, sabi ko, andito lang ako wag kang mag-alala."

"andyan ka nga pero hindi kita makita, pano pag mamaya bigla kang mawala?!"

"nyek! pano naman ako mawawala eh na-stuck nga tayo dito sa elevator."

"eh malay mo.... may multo... tapos kainin ka..."

"nyek. hindi yun mangyayari."

"eh pano nga kung mangyari!!"

"haays, sya, kumapit ka lang sa kamay ko para alam mong andyan pa ako, oras na bumitaw ako, ibig sabihin nun eh inabduct na ako ng mga aliens, ok?"

humawak sya sa kamay ko,"okay! pero hindi kita hahayaang kidnapin ng aliens! hindi ko bibitawan ang kamay mo kahit anong mangyari pero..."

"pero ano?"

"pero wag ka ding bibitaw ok?"

"ha?"

"oo nga't hindi ko hahayaang kunin ka ng aliens dahil hindi ko bibitawan ang kamay mo pero sana wag ka ding bibitaw ah? kasi pag bumitaw ka, kahit anong gawin kong paghawak sa kamay mo eh makukuha't makukuha ka pa rin ng aliens, ayoko mag-isa sa madilim na elevator na to!"

"teka... bakit ba tayo napunta sa aliens?"

"ihh! basta, promise mo hindi ka bibitiw?!"

"oo na, promise." as if naman magka-aliens dito . "promises are meant to be broken,." la lang, nang-aasar lang.

"heh! promises are made to broken but when you promise it to me, you shall not break it or I'll break your face!"

"payn!"

"hmm..." umayos sya ng pagkakaupo pero hindi talaga bumitaw sa kamay ko...

matakot nga.

"awoooo..." humigpit yung hawak nya.

"aaron, narinig mo yon?"

"awoooo...."

"aaron... aaron..."

"ihh-kkawww..." sabi ko sa nakakatakot na tono, haha... nanlalamig yung kamay nyo!

"awooo.... "

umiiyak sya? hanla, napasobra ata pananakot ko?

---

Chapter 5

"Aaron." :'(

"Huh? Huy bakit ka naiyak? Joke lang yun! Natakot ba kita? Sorry, sorry, wag ka ng umiyak...."

"AARON" lalong lumakas ang iyak nya, anhirap naman kasi ng walang makita, hindi ko tuloy malaman kung ano problema nito!

"Huy! Anu ba? Bakit ka ba naiyak?"

"AARON! M-May..."

"May?" June, July, August.

"May.... may.... may gumagapang na parang insekto sa kamay ko!!!! Aaah!!!" bigla siyang bumitaw sa kamay ko at nagtitili ng malakas, maya-maya eh may nakapa ako sa sahig na parang insekto, inapakan ko to.

"Wala na, patay na"

"huhuhu"

"Wala na nga, pinatay ko na kaya wag ka ng umiyak"

"Anla! Dumapo pa rin yung panget na insekto yung nasa kamay ko! Huhuhuh"

"Panget? Pano mo naman nasabing panget ni hindi mo nga nakita eh!"

"Basta! Ayoko na! Putulin mo na kamay ko!!!"

"Hoy ang O.A. mo naman"

"Eh! Ayoko talaga sa mga insekto! Waaa...." Tsk! Pasalamat ka ma---

"Asan ka ba?"

"Andito"

"Saan dito?"

"Dito nga"

"Eh hindi kita makita eh"

"Natural, madilim eh"

"Tsk." Naglakad ako at nangapa sa dilim, nahawakan ko yung kamay nya, "kaw to?"

"Oo naman! Tayo lang dalawa kaya ang nandito!"

"Malay mo may alien."

"Waaa! Youre not helping, dalian mo! Putulin mo na kamay ko, nararamdaman ko pa rin yung presensya ng pagdapo nung insekto!"

"Sira! Wala akong lagare, hindi ko to mapuputol," tinaas ko yung laylayan ng t-shirt ko at ipinunas sa kamay nya.

"Anong ginagawa mo?"

"Obvious ba ? Doing #2 in your list!"

"Ha?"

"Sarili mong list hindi mo maalala.. kung ano #2, wag na wag kang paiiyakin kundi susuntukin mo ako, eh umiyak ka na eh, hindi ko na maibabalik pa ang luha mo sa mata mo kaya ang ginagawa ko eh pinapatahan ka kaya pinupunasan ko yung kamay mo na nagapangan ng insekto para mawala na yung presensya nun."

"Ang sweet mo naman" ewan ko kung may kasamang smile yun, madilim kasi eh.

"E---" magsasalita pa lang ako ng pigilan nya.

"Pero sira-ulo ka! May atraso ka pa sa akin! Hindi mo tinupad yun #5! Nakipaghalikan ka doon sa higad na yun! Gilitan kaya kita ng leeg!"

"Pero ...alam mo naman siguro na isa akong dakilang chickboy at nature ko na yon na makipaghalikan sa iba't ibang babae."

"Pinupollute na yang nature mo kaya dapat baguhin mo nay an! Girlfriend mo na ako eh!"

"Tsk... Hindi mo naman ako gusto ah? So ano bang problema kung magtwo time ako?!"

Hindi sya umimik.

Katahimikan. Antagal.

Pareho kaming hindi naimik.

Feeling ko tuloy, inabduct na ng alien tong tong si violent font kung hindi ko lang hawak ang kamay nito.

Sumandal ako sa pader ng elevator ng bigla syang magsalita,

"Hindi pa kita gusto"

Naramdaman ko ang paghigpit ng hawak nya, "Pero pinag- aaralan ko... gusto kong matutong magustuhan ka, turuan mo ako!!!"

Turuan ko sya?

"Sorry hindi ako expert pagdating dyan, hindi kita matuturuan..."

"Pero chickboy ka diba? Marami ka ng babaeng nakarelasyon, dapat expert ka na sa bagay na yon?"

"Ang matutong magustuhan ang isang tao?"

"Oo! Turuan mo ako please! I want to learn to like someone or better yet, to love someone...."

"Why? Haven't you liked or loved someone before?"

"I've loved someone before...but after that, I have forgotten how to love again.... Nabato na ata ang puso ko eh... Pukpukin ko kaya baka lumambot!" tumawa sya pero puno ng kalungkutan. What's with her past?

"Gusto ko ulit maramdaman yung pagkakagusto sa isang tao... alam ko ikaw ang makakapagturo nun sa kin sa maikling panahon.."

Maikling panahon?

